# Ano ang sinasabi ng Islam ukol sa Terorismo?

Ang Pang-kalahatang kard

Ang Pamagat: Ano ang sinasabi ng Islam ukol sa Terorismo?
Wika: Tagalog
Maikling Pagkakalarawan: Ang Islam, ang relihiyon ng awa at pagmamahal, kailanman ay hindi magagawang pahintulutan ang terorismo. Sa Qur'an, sinabi ng Allah:{Hindi kayo pinagbawalan ng Allah na magpakita ng kabutihan at makitungo ng makatuwiran doon sa mga hindi nakibaka laban sa inyo ukol sa relihiyon at nagpalayas sa inyo sa inyong mga tahanan. Minamahal ng Allah ang makatuwiran sa pakikitungo (sa kanyang kapwa)} (Al-Qur'an, 60:8).........
: عربي
Bilang ng pagpapakita ng pahina: 2683
Petsa ng Pagdagdag: Mar 17,2007
Mga Nakakabit sa Pahina : 1
Ugnayan : http://www.islamhouse.com/p/6228

Mga Nakakabit sa Pahina ( 1 )

| | | | |
|---|---|---|---|
| 1. | Ano ang sinasabi ng Islam ukol sa Terorismo? | 108.8 KB | |

Hinango mula sa www.islamway.com

Ang Islam, ang relihiyon ng awa at pagmamahal, kailanman ay hindi magagawang pahintulutan ang terorismo. Sa Qur'an, sinabi ng Allah:{Hindi kayo pinagbawalan ng Allah na magpakita ng kabutihan at makitungo ng makatuwiran doon sa mga hindi nakibaka laban sa inyo ukol sa relihiyon at nagpalayas sa inyo sa inyong mga tahanan. Minamahal ng Allah ang makatuwiran sa pakikitungo (sa kanyang kapwa)} (Al-Qur'an, 60:8)

Base sa mga naipaliwanag at ayon sa mga Islamikong kapahayagan, ang gawi o gawain nang paglalagay ng takot sa puso ng mga walang kalabang-labang mga sibilyan, ang pagwasak at pagsira sa mga gusali at mga ari-arian, ang pagbomba at pananakit sa mga inosenteng mga kalalakihan, kababaihan at mga bata ay ipinagbabawal at ayon sa Islam ay masama at karima-rimarim na gawain at kamuhi-muhi sa lahat ng mga Muslim. Ang mga Muslim ay nagpapasakop at sumusunod sa relihiyon ng kapayapaan, awa at kapatawaran, at ang mga nakararaming Muslim ay walang kinalaman sa mga biyolenteng gawain na isinasagawa ng mangilan-ngilang Muslim. Kung may isang Muslim na makakagawa ng isang gawain ng terorismo, ang taong ito ay maituturing na nagkasala at lumabag sa batas ng Islam

Idagdag pa natin dito, sa pagkakatay ng mga hayop upang maging pagkain, ang mga Muslim ay inutusan na isagawa ito sa pamamaraang ito ay hindi magdudulot ng matinding kahirapan at pagkatakot para sa mga hayop. Sinabi ng Propeta Muhammad (sumakanya nawa ang kapayapaan): "Kapag kinatay ninyo ang isang hayop, gawin ninyo ito sa pinakamaganda at pinakamaayos na pamamaraan. Kinakailangan niyang patalasing mabuti ang kanyang kutsilyo o pangkatay upang mabawasan ang paghihirap ng hayop na kakatayin"
Sinabi rin niya ang ukol sa isang lalaki na nagpainom sa isang uhaw na uhaw na aso na pinatawad ng Allah mula sa kanyang mga nagawang kasalanan dahil sa kabutihang kanyang ginawa. Ang Propeta ay tinanong, "O Propeta ng Allah, tayo ba ay makakatanggap ng gantimpala dahil sa kabutihan natin sa mga hayop?" Siya ay sumagot: "Mayroong gantimpalang nakalaan para sa kabutihang ipapakita at igagawad sa lahat ng nabubuhay na hayop, ganundin sa mga tao"

Mahigpit ding itinatagubilin sa mga Muslim na maging mabuti at mabait sa mga hayop at ipinagbawal na sila ay saktan at pahirapan. Minsan ay sinabi ng Propeta Muhammad (sumakanya nawa ang kapayapaan): "Isang babae ang pinarusahan dahil sa kanyang ginawang pagpiit at pagkukulong sa isang pusa. Dahil dito siya ay naitakda para sa Impiyernong-Apoy. Noong ikinulong niya at habang nakapiit ang pusa, hindi man lamang niya ito binigyan ng pagkain o inumin, at hindi niya rin ito pinakawalan upang makakain man lamang ng kahit na anong insekto sa lupa."

Sinabi rin niya na ang ikalawa sa pinakamalaking uri ng kasalanan ay ang pagpatay (ng hindi makatarungan); siya ay nagbabala at nagpaalala rin ukol dito sa Araw ng Paghuhukom, "Kabilang sa unang kaso na lilitisin at tutuusin sa pagitan ng mga tao sa Araw ng Paghuhukom ay ang tungkol doon sa pagdanak ng dugo (pagpatay)"

Ipinagbawal din ng Propeta Muhammad (sumakanya nawa ang kapayapaan) ang pagpapahirap sa pamamagitan ng apoy.

Mahigpit na pinagbawalan ng Propeta Muhammad (sumakanya nawa ang kapayapaan) ang mga sundalong Muslim na patayin ang mga bata at mga kababaihan, at lagi niyang ipinapaalaa sa kanila: "...Huwag maging taksil (sa mga pangako at kasunduan), huwag maging mapagmalabis, at huwag patayin ang mga bagong silang na sanggol" At sinabi rin niya sa kanila: "Sinuman ang pumatay sa isang tao na may kasunduan sa mga Muslim, hindi niya maaamoy ang bango at halimuyak ng Paraiso.."

Ugnayan ng mga Paksa


- Ang Islam sa Iglap na Pananaw ( Tagalog )
- Ang Mga Nakapagpapawalang-bisa Ng Islam ( Tagalog )
- Ang Pamamaraan ng Buhay sa Islam ( Tagalog )
- Ang Karapatan ng Tao sa Pamayanang Islam ( Tagalog )
- Ang maikling paglalara wan ng pamamatnubay tungo sa pag-una wa sa islam ( Tagalog )
- ISLAM ANG IYONG KATUTUBONG KARAPATAN ( Tagalog )
- Ang Islam:Ang mga Saligan Nito at Ang mga Simulain Nito ( Tagalog )
- Ang Mga Karapatan ng Tao sa Islam ( Tagalog )